mga bansa. Kailangang tapusin ng uring manggagawa ang dibisyon ng mga pambansang identidad. Ang tatapos dito ay ang pandaigdigang komunistang rebolusyon, ang tanging programa ng proletaryado sa panahon ng imperyalismo.

Proletaryong internasyunalismo ang epektibong sandata para madurog ang imperyalismo hindi nasyunalismo at patriyotismo gaano man ka radikal ang lenggwaheng gagamitin nito.

Tahasang kontra-rebolusyonaryo ang kasabihang ang "nasyunalismo ay aplikasyon ng internasyunalismo". Ito ang linya ng traydor na Ikalawang Internasyunal noong WW I. Ito ang linya ng traydor na Stalinismo at Trotskyismo noong WW II. At ito naman ang linya ngayon na sinisigaw ng mga burges na nasyunalistang nagbalatkayong komunista at marxista sa Pilipinas.

Sa kasalukuyan, kung saan lalong lumilinaw ang kawalan ng perspektiba ng pandaigdigang kapitalismo dahil nasasadlak ito sa lumalalim na permanenteng krisis na kagagawan mismo ng kanyang internal na mga kontradiksyon, ang **tamang** programa ng rebolusyonaryong uri ay hindi "pagtatanggol sa inangbayan" kundi **pagwasak sa lahat ng mga pambansang hangganan**.

# Usaping Cha-Cha[1]: Usapin ng Burgesya Hindi ng Manggagawa

**Berto Dimasalang**

Sentrong pampulitikang usapin ngayon ang Con-Ass[2] ng mababang kapulungan ng burges na parliyamento. Sinolo ng maka-administrasyong mambabatas ang pagbabago sa kanilang Konstitusyon dahil alam nilang tutol dito ang dominado-ng-oposisyon na Senado.

Umani ito ng malawakang pagkondena ng iba't-ibang sektor ng lipunan.

**May halaga ba sa ordinaryong manggagawa ang Saligang Batas ng mga Kapitalista?**

Iisa lamang ang pinakita ng garapalang pagpasa ng HR 1109[3]: isang rubber-stamp ang parliyamento at ang may hawak ng absolutong kapangyarihan ay ang ehekutibo. Hindi lang ito katangian ng rehimeng Arroyo kundi katangian ng **lahat** ng mga rehimeng kapitalista, hindi lang sa Pilipinas kundi sa lahat ng mga bansa. Ganito na ang katangian ng estado sa panahon ng dekadenteng kapitalismo.

Nahubaran ang demokrasya (ie, "pangingibabaw ng mayorya"). Nalantad ang kanyang tunay na anyo: isang tipo ng diktadura ng naghaharing uri. Isang mapanlinlang na anyo ng kapitalismo ng estado.

Ang saligang batas ng estado ay walang saysay sa masang manggagawa. ito man ay ang 1987 Konstitusyon o isang bagong Konstitusyon. Ito man ay sa paraang Con-Ass o Concon[4]. Ang Konstitusyon ng kapitalistang sistema ay para **ipagtanggol** ang mapagsamantalang kaayusan.

Gumawa ng Konstitusyon ang naghaharing uri upang pasunurin nito ang mga pinagsamantalahang uri sa kagustuhan ng una. At ang sinumang lalabag ay parurusahan.
Sa loob ng mahigit 20 taon na pag-iral ng 1987 Konstitusyon ay lalong naghirap, inapi at pinagsamantalahan ang manggagawang Pilipino. Ang Konstitusyon na ginawa ng mapagsamantalang uri 20 taon na ang nakaraan ay para ipagtanggol ang bulok na sistema.

Kung iniisip man ng naghaharing paksyon na baguhin ang kanilang sariling saligang batas, ito ay walang ibang layunin kundi mas patindihin pa ang pagsasamantala at pang-aapi sa masang anakpawis; mas palakasin pa ang kapangyarihan ng estado na ang tanging papel ay pasunurin ang populasyon at supilin ang mga lumalaban.

Ang usapin ng pananatili sa luma o paggawa ng bagong Konstitusyon ay interes ng burgesya hindi ng uring manggagawa.

**Ang nasa likod ng usaping pagbabago sa burges na Konstitusyon**

Hindi term extension ni Gloria[5] ang pangunahing dahilan kung bakit nagmamadali ang administrasyon na baguhin ang Konstitusyon. Ang pangunahing dahilan ay kailangan ng buong naghaharing uri (hindi lang ng paksyong Arroyo) na "i-angkop" ang mga batas ng estado para maproteksyunan ang pambansang kapitalismo na binabayo ng krisis bunga ng pandaigdigang krisis ng kapitalismo. Kailangan ng burgesyang Pilipino na maungusan ang ibang bansa sa paghahanap ng pamilihan sa pandaigdigang antas; isang pandaigdigang pamilihan na lalupang kumikipot sa pagdaan ng mga araw. Dahil atrasado ang kapitalismo sa bansa (at hindi na ito maging abante pa gaya ng kahibangan ng paksyong Arroyo) kailangan ng pambansang kapitalismo ang "tulong" ng dayuhang kapital (na siya namang ninanais ng ibang atrasadong mga bansa na karibal ng Pilipinas).

Kung may nag-iisip man ng term extension ni Gloria (president o prime minister), ito ay ang kanyang mga sagad-saring alagad na lamang. Pero hindi ang buong naghaharing uri dahil para sa kanila, isa ng liability si Gloria sa kanilang paghahari. Katunayan, may mapagpipilian na ang naghaharing uri sa loob ng burges na oposisyon para uupo sa Malakanyang (Roxas, Villar, Lacson, Legarda, Escudero, etc). Kung sino man siya, ito ay walang halaga sa masang mahihirap dahil alam ng huli na ibayong kahirapan lamang ang mararanasan nito anumang paksyon ng burgesya ang uupo sa kapangyarihan.

Kung hindi man magtagumpay ang pagbabago ng Konstitusyon ngayon, tiyak na isa ito sa pangunahing agenda ng bagong uupo sa Malakanyang sa 2010, siya man ay galing sa administrasyon o oposisyon.

**Kampanya ng oposisyon at Kaliwa kontra Con-Ass**

Gaya ng nasabi namin sa itaas, walang halaga sa manggagawa kung baguhin o hindi ang saligang batas ng uring kapitalista dahil hindi naman ito makauring laban nila kundi ng iba't-ibang paksyon ng kanilang makauring kaaway.

Pero nais hatakin ng oposisyon at Kaliwa ang masang manggagawa sa labanan ng kanilang kaaway. Nais ng una na sumali at kumampi ang huli sa isang paksyon ng burgesya. Ito ay kontra-rebolusyonaryong taktika at mapanghati sa uring manggagawa.

Malinaw naman ang nais ng oposisyon at Kaliwa: wala silang tutol na baguhin ang kanilang Konstitusyon. Ang nais nila ay sila muna ang nasa kapangyarihan bago ito baguhin. Bakit? Dahil gusto nilang tiyakin na ang kanilang paksyon ang magpapasasa sa pagsasamantala sa masang anakpawis at hindi ang kanilang mga karibal.

Ito ang nasa likod ng kanilang kampanyang "kontra Cha-Cha/Con-Ass". Ang kabilang mukha naman ng kampanyang ito ay ipagtanggol ang maka-kapitalistang 1987 Konstitusyon.

Gamit ang radikal na mga lenggwahe at "demokratikong" kahilingan ("Concon hindi Con-Ass", "Baguhin ang Konstitusyon matapos ang eleksyon sa 2010", etc), nagsisilbi ito sa kagustuhan ng buong naghaharing uri na maging kapani-paniwala ang eleksyon sa 2010 sa pamamagitan ng paghila sa mas maraming mamamayan laluna sa manggagawa at kabataan na lumahok sa burges na halalan.
Ang propagandang term extension ni GMA at hindi matutuloy ang 2010 eleksyon ay gayuma para kabigin ang malawak na diskontentong populasyon na "makibaka" para matuloy ang eleksyon sa 2010 at lumahok sa moro-morong ito.

Ang ikinatatakot ng buong naghaharing uri ay kung mawalan ng tiwala ang masang pinagsamantalahan sa eleksyon at mabilis itong mamulat sa rebolusyon. Ito ang pinipigilan ng lahat ng paksyon ng burgesya sa Pilipinas - Kanan man o Kaliwa.

Dagdag pa, kasabay ng kampanyang "kontra Cha-Cha" ng Kaliwa ay ang panawagan sa mamamayan na magtiwala sa "demokratikong" katangian ng estado sa halip na ibagsak ito. Sa likod ng linyang "anti-demokratiko" ang kasalukuyang estado ay nanawagan sila na itayo ang demokratikong gobyerno. Ang panawagang "sa halip pagkaabalahan ang pagbabago sa Konstitusyon, dapat ang isabatas ay CARPER, GARB, etc" ay naaayon sa linyang "magtiwala sa parliyamento basta sabayan ito ng presyur mula sa baba".
Radikal na lenggwahe, repormista sa esensya. Ang papel ng kapitalistang estado at lahat ng mga institusyon nito ay ipagtanggol ang naaagnas na bulok na sistema. Imposible na itong repormahin pa. Ang kailangan ay ibagsak ito!

**Sigaw ng masang manggagawa: Wakasan ang pagsasamantala!**
Hindi mawakasan ang pagsasamantala sa pananatili o pagbabago sa kapitalistang 1987 Konstitusyon. Hindi ito ang larangan ng pakikibaka ng uri. Hindi lalaya ang uri kung ang uupo sa Malakanyang ay mula sa kasalukuyang

administrasyon, oposisyon o kahit "independyente". Bagkus, mas hihigpit pa ang kadena ng pang-aalipin.

Ang daan tungo sa makauring kalayaan ay ang pakikibaka ng uri para sa kanyang mga kahilingan laban sa mga atake ng kapital; mga kahilingan na araw-araw mismong naranasan ng uri sa loob ng kanyang pagawaan - ang pagsasamantala at pang-aabuso ng uring kapitalista. Hindi ipagtatanggol ng anumang saligang batas ng estado ang makauring interes ng proletaryado at iba pang aping sektor ng lipunan. Ang tanging magtatanggol sa uri ay ang uri mismo. Ito ay wala sa loob ng gobyerno at bulwagan ng parliyamento kundi sa labas - sa lansangan. Mga pakikibaka mula sa depensiba tungo sa rebolusyonaryong opensiba para ibagsak ang estado at mga institusyon nito. Mga labanan na ang direksyon ay itayo ang kapangyarihan ng manggagawa - ang diktadura ng proletaryado.

Cha-Cha o kontra Cha-Cha, Con-Ass o Concon: hindi ito laban ng manggagawa. Ang laban ng manggagawa ay wakasan ang pagsasamantala.

1 Cha-Cha - Charter Change

2 Con-Ass - Constituent Assembly

3 House Resolution 1109

4 Con-Con - Constitutional Convention

5 Gloria Macapagal Arroyo - kasalukuyang presidente ng Republika ng Pilipinas

# Repleksyon hinggil sa “Kaliwa” sa Pilipinas

**Allan Mendoza***

Bilang isang nagsusuring Marxistang elemento sa Pilipinas ay napakahirap at kadalasan ay parang nag-iisa ka. Sa panahon na ipahayag mo ang iyong ideolohiya, kadalasan ay may panlalait o kahihiyang kaharapin. Kadalasan titingnan ng maraming tao na ang tunay na Marxista/ Komunista ay isang atiesta, aktibista, isang patay na taong naglalakad o isang taong may inggit. Ang maling pananaw na ito sa Marxismo ay hindi lang tinutulak ng Gobyerno, kundi ng maraming tinaguriang mga grupo ng “Kaliwa” sa Pilipinas. Alam nating lahat at kinilala ang katotohanan na ang mga “Kaliwang” grupong ito ay kaliwang kamay ng kapitalistang pampulitikang makinarya, na nagsisikap ilayo ang uring manggagawa mula sa kanilang tunay na layunin, ang durugin ang pandaigdigang kapitalismo. Nagtutulak sila ng kapitalismo ng estado at kadalasan ng isang personal na kulto na tumungo sa dogmatismo. Ang una sa mga grupong ito ay maoista o stalinista sa iba’t-ibang anyo. Ang pinakamarami sa Pilipinas ay ang mga maoista. Nakihalubilo ang mga maoista sa halos lahat na nakikita nila na potensyal para makarekrut, tulad ng pampulitikang mga partido, organisasyon ng mga estudyante at unyon ng mga manggagawa.

Bilang isang aktibong mag-aaral sa kolehiyo, nakasalubong ko ang maraming “Kaliwa” na naniniwala sa kaisipang maoista. Bagamat sa pangkalahatan, kinilala ko silang maoista, may iba’t-ibang antas ng kaisipan, na maaaring pag-iba-ibahin sila. Ang una ay ang mga bagong rekrut. Ang mga bagong rekrut na nakausap ko ay kakarekrut pa lang sa maoistang organisasyon at nag-iisip na sumapi o sumapi na. wala silang masyadong alam sa teorya maliban sa itinuro sa kanila ng organisasyon. Karamihan sa kanila ay mga ideyalistiko-romantisista na nagkukumahog sa kapusukan sa pag-iisip ng rali o rebolusyon habang nagsisigaw ng mga islogang “Nasyunalismo at Demokrasya!”, “Sumusuporta ako sa Sosyal-Demokrasya!” o “Paglingkuran ang Sambayanan!” Sila ang mga tipo na naniniwalang sa pagsapi sa mga maoista, maari nilang baguhin ang daigdig na walang dadanak na dugo. Ang mga taong ito ay madaling maimpluwensyahan laluna ng mga taong maraming alam na tumatalakay sa kanilang ‘ideolohiya’.

Ang sumunod na tipo ng mga maoista na aking nakasalubong ay ang nakadalo na sa maraming “diskusyong edukasyonal” at naniwala na patungo na sila

sa pagiging ganap na rebolusyonaryo! (nilagyan ko ng baliktad na koma ang " diskusyong edukasyonal" dahil hindi ito edukasyonal, sa mga "diskusyong" ito ang nakakataas ay nagbibigay lamang ng kung anu-anong maoistang buladas, at ni hindi ito diskusyon dahil ang nakatataas ang halos laging nagsasalita at halos hindi sinasagot ang tamang mga tanong.) Nagsisikap silang gamitin ang bawat bagong salita at konsepto na kanilang natutunan sa proseso ng kanilang pag-aaral at sinikap na isingit sa halos lahat na kanilang sasabihin. Kadalasan ang mga taong ito ay mapagkumbaba hanggang sa punto na hindi sila umaamin na maoista, hindi dahil tutol sila dito, kundi dahil hindi pa nila naabot ang rurok ng maoistang pilosopiya, kaya nagsasabi sila na hindi sila karapat-dapat sa pangalan. Bagamat masyado silang impluwensyado sa kabuuang kasipang Mao, may pagkakataon pa silang makalaya mula sa dogma at makita ang kanilang pagkakamali.

Ang susunod na antas ay ang napakataas na ang indoktrinasyon. Ang mga tao na nasa kategoryang ito ay ganap ng impluwensyado at ganap ng tapat kapwa sa organisasyon at ideolohiya. Sa yugtong ito matibay na kumakapit ang dogmatismo at naglalaho na ang lohika. Ang mga taong ganito na kalalim ay dahan-dahang ginawa ang ideolohiya na isang kulto, habang ang iba ay bulag na naniniwalang ang maoismo ay ebolusyon ng marxismo mismo! Sa mga ganitong pang-aangkin, tumutulong sila sa pagtabon kung ano talaga ang komunismo at paulit-ulit itong ginagawa sa mga bagong rekrut. "Perpekto si Mao" at iba pang ilohikal na linya ang kadalasang lumalabas sa kanilang bibig kapwa bilang pahayag ng katapatan at rebelyon laban sa kasalukuyang porma ng pang-aapi. Ang mga taong ito ay laging naniniwalang tama ang kanilang argumento, kaya sila ang pinakamahirap makumbinsi sa tamang komunismo.

Kabaliktaran sa popular na paniniwala, hindi lahat ay kontento o sumasang-ayon sa maoistang tunguhin. Ang mga taong nadis-ilusyon o namuhi sa maoismo mula sa simula ay nakagawa ng malaking pagkakamali sa patuloy nitong pag-ugnay sa komunismo. Kaya iniluwal at lumitaw ang anarkismo. Kahit hindi masyadong kilala, dumarami ang anarkistang tunguhin sa Pilipinas. Nakakalungkot, ang pagdaming ito ay hindi sa intelektwal, kundi sa istilo. Ang anak ni Proudhon, Bakunin at Kropotkin ay nagiging hibang. Nitong huli ang anarkismo ay nakaugnay sa Punk Rock at naging parang angst-y at nagrerebeldeng istilo ng kabataan "laban sa batas" at iba pang katulad na pahayag na nagpapakita ng pag-atras kung ano ito sa nakaraan.

Ang ganitong tipo ng mga anarkista ay kadalasang makikita na nakasakay sa kanilang skateboards sa gitna ng daan, sumasakay sa mga jeep na hindi nagbabayad, kumakain ng tirang pagkain sa mga malls, nagsusulat sa kung saan-saan at iba pang aktibidad ng kaguluhan. Pinapraktika ng mga taong ito ang kasalukuyang kahulugan ng anarkismo na kaguluhan at walang kaayusan. Mula sa sinasabi ng mga "bagong" anarkistang ito, nais nilang wasakin ang gobyerno dahil gumagawa ito ng batas, at demonyo ang batas at hindi maipaliwanag bakit. Ang kakulangan nila ng kaalaman, pinakita nila sa aktibismo.

Hindi lahat ay naligaw sa orihinal na anarkistang tunguhin. Sa gitna ng mga baliw ay may ilang aktwal na anarkista na napag-aralan si Bakunin. Tulad ng kanilang intelektwal na ninuno, naniniwala sila na ang estado ay isang mapamuksang makinarya para supilin at apihin ang masa. Ang aking mga nakausap ay naniwalang ang lahat ng klase ng organisadong sistema ay tutungo sa kabiguan at angkop ito sa Pilipinas, dahil ito ay pulo-pulo. Gaya ng kanilang intelektwal na ninuno, naniniwala pa rin sila na mas maiging ang bawat isa ay may sariling lupa para magawa nila ang gusto nilang gawin dito. At nariyan ang "aking sariling batas, na dapat respetuhin ng lahat." Ang "tunay" na mga anarkista na nakilala ko ay peti-burges o burges ang pinaggalingan. Ang tunay na anarkismo ay tumitingin lamang sa sarili at indibidwalista, iniisip lamang ang sarili, at inilagay ang sariling pangangailangan sa unahan kasya iba.

Ang "Kaliwa" sa Pilipinas ay binubuo karamihan ng hindi edukado o naligaw na tao at ang nalalabi ay may pansariling layunin o naniniwala talaga na tama ang kanilang ginagawa. Kahit mali sila, may pag-asa pa na ma-realisa nila na ang kanilang sinusuportahan at ginagawa ay hindi lang nakakapinsala sa kilusang manggagawa sa Pilipinas, kundi sa pandaigdigang kilusang paggawa. Sa pagsuporta o pagpahintulot na kumalat ang mga bulgarisado at bastardong bersyon ng kilusang paggawa, hindi lang malinlang ang manggagawang Pilipino, kundi ang ibang katulad na organisasyon sa buong mundo ay hihingi ng suporta at tutulong sa kanila. Ang tanging paraan na susulong ang kilusang paggawa ay hindi sa pag-agaw ng kapangyarihan o paglunsad ng mga aksyon sa kanilang pangalan, ni ito ay lalago kung ihiwalay natin ang sarili sa iba. Tulad ng sabi ni Marx "**Manggagawa sa mundo magkaisa, walang mawawala sa inyo kundi ang inyong mga tanikala!**"

**(*Si kasamang Allan Mendoza ay isang estudyante sa Kolehiyo. Siya ay isa sa mga kabataan sa Pilipinas na seryosong nag-aaral ng marxismo at internasyunalismo. Ang Internasyonalismo ay nagpasalamat ng malaki sa kanyang kontribusyon sa unang labas ng pahayagan. Umaasa kami na masundan pa ito -- Lupong Editoryal.)**

# Aming mga Batayang Posisyon

Ipinagtatanggol ng **Internasyunal na Komunistang Tunguhin** ang sumusunod na mga posisyon:

*** Simula noong Unang Pandaigdigang Digmaan, ang kapitalismo ay isa nang dekadenteng panlipunang sistema.** Dalawang beses nitong tinulak ang sangkatauhan sa barbarong pag-inog ng krisis, pandaigdigang digmaan, rekonstruksyon at panibagong krisis. Noong 1980s, pumasok na ito sa dulong yugto ng kanyang pagbulusok pababa, ang yugto ng pagkaagnas at pagkalanta. Isa lamang ang alternatibang ihinahapag ng ganitong hindi mababagong istorikal na pagbulusok: sosyalismo o barbarismo, pandaigdigang komunistang rebolusyon o pagkasira ng sangkatauhan.

*** Ang Komyun ng Paris sa 1871 ay unang pagsubok ng proletaryado na ilunsad ang ganitong rebolusyon, sa panahon na ang mga kondisyon para nito ay hindi pa hinog.** Nang ang mga kondisyong ito ay iniluwal na dulot ng pagpasok ng kapitalismo sa dekadenteng yugto, ang rebolusyong Oktubre sa 1917 sa Rusya ay ang unang hakbang tungo sa tunay na pandaigdigang komunistang rebolusyon sa internasyunal na rebolusyonaryong alon na tumapos sa imperyalistang gera at nagpatuloy ng ilang taon pagkatapos niyon. Ang kabiguan ng rebolusyonaryong alon, partikular sa Alemanya sa 1919-23, ay nagkondena sa rebolusyon sa Rusya sa pagkabukod at sa mabilis na paghina. Ang Stalinismo ay hindi produkto ng rebolusyong Ruso, kundi ang kanyang sepulterero.

*** Ang estatipikadong mga rehimen na lumitaw sa USSR, silangang Uropa, China, Cuba at iba pa at tinatawag na ‘sosyalista’ o ‘komunista’ ay mga partikular na brutal na porma ng unibersal na tendensya patungong kapitalismo ng estado, na siya mismong katangian ng panahon ng dekadenteng kapitalismo.**

*** Simula ng pagpasok sa ika-20 siglo, lahat ng mga digmaan ay imperyalistang digmaan, bahagi ng nakamamatay na tunggalian sa pagitan ng mga estado, malaki man at maliit, para manakop o panatilihin ang posisyon sa internasyunal na arena.** Ang mga gerang ito ay walang naibigay sa sangkatauhan kundi kamatayan at kapinsalaan sa lumalaking saklaw. Matugunan lamang ito ng uring manggagawa sa pamamagitan ng kanyang internasyunal na pagkakaisa at sa pakikibaka laban sa lahat ng burgesya sa lahat ng mga bansa.

*** Lahat ng mga makabayang ideolohiya - ‘pambansang kalayaan’, ‘karapatan ng mga bansa sa sariling pagpapasya’ at iba pa - anuman ang kanilang mga dahilan, etniko, istorikal o relihiyoso, ay tunay na lason para sa mga manggagawa.** Sa paghikayat sa kanila na kumampi sa isa o kabilang paksyon ng burgesya, hinati nila ang mga manggagawa at aakayin sila sa pagmasaker sa isa’t-isa para sa mga interes at digmaan ng mga nagsasamantala sa kanila.

*** Sa dekadenteng kapitalismo, ang parlyamento at mga eleksyon ay walang iba kundi isang libangan.** Anumang panawagan na lumahok sa parlyamentaryong sirko ay makadagdag lamang sa kasinungalingan na ang mga eleksyon ay tunay na pagpilian ng pinagsamantalahan. Ang ‘Demokrasya’, isang partikular na ipokritong porma ng dominasyon ng burgesya, ay walang kaibahan sa pinag-ugatan ng iba pang mga porma ng kapitalistang diktadura, tulad ng Stalinismo at pasismo.

*** Lahat ng mga paksyon ng burgesya ay parehong reaksyunaryo. Lahat ng mga tinatawag na mga partido ng ‘manggagawa’, ‘Sosyalista’ at ‘Komunista’ (ngayon mga ‘dating Komunista’), mga organisasyon ng kaliwa (Trotskyista, Maoista at mga dating Maoista, mga opisyal na anarkista) ay bumubuo sa kaliwa ng pampulitikang makinarya ng kapitalismo.** Lahat ng mga taktika sa ‘prente popular’, ‘anti-pasistang prente’ at ‘pakikipag-isang prente’, na pinaghalo ang mga interes ng proletaryado yaong sa paksyon ng burgesya, ay nagsisilbi lamang na sakalin at sirain ang pakikibaka ng proletaryado.

*** Sa dekadenteng kapitalismo, ang mga unyon kahit saan ay natransporma bilang organo ng kapitalistang kaayusan sa loob ng proletaryado.** Ang iba’t-ibang klase ng mga unyon, ito man ay pormasyon ng mga pinuno o ng mga ordinaryong mga manggagawa, ay nagsilbi lamang para disiplinahin ang uring manggagawa at sirain ang kanilang mga pakikibaka.

*** Para isulong ang kanyang pakikibaka, dapat magkaisa ang mga manggagawa sa pakikibaka, hawakan ang pagpapalawak at organisasyon nito sa**

**pamamagitan ng mga independyenteng pangkalahatang asembliya at mga komitiba ng delegado na pinili at maaring tanggalin anumang oras ng mga asembliya nito.**

*** Ang terorismo ay hindi paraan ng pakikibaka ng uring manggagawa.** Ang ekspresyon ng panlipunang istrata na walang istorikong kinabukasan at ng pakaagnas ng peti-burgesya, na kahit hindi direktang ekspresyon ng permanenteng digmaan sa pagitan ng mga kapitalistang estado, ang terorismo ay palaging nagsisilbing matabang lupa para sa manipulasyon ng burgesya. Ang paniniwala sa sekretong aksyon ng maliit na minorya ay lubusang salungat sa makauring dahas na nagmumula sa mulat at organisadong aksyong masa ng proletaryado.

*** Ang uring manggagawa ang natatanging uri na makapaglunsad ng komunistang rebolusyon. Ang kanyang rebolusyonaryong pakikibaka ay hindi mapigilang umakay sa uring manggagawa tungo sa komprontasyon ng kapitalistang estado.** Para madurog ang kapitalismo, dapat ibagsak ng uring manggagawa ang lahat na umiiral na estado at itayo ang diktadura ng proletaryado sa pandaigdigang saklaw: ang pandaigdigang kapangyarihan ng mga konseho ng manggagawa, na iniorganisa ang buong proletaryado.

*** Ang komunistang transpormasyon ng lipunan sa pamamagitan ng mga konseho ng manggagawa ay hindi nangangahulugan ng 'self-management' o nasyunalisasyon ng ekonomiya.** Ang komunismo ay nangangailangan ng mulat na abolisyon ng uring manggagawa sa mga kapitalistang panlipunang relasyon: sahurang paggawa, produksyon ng kalakal, pambansang hangganan. Nangangahulugan ito ng pagbubuo ng pandaigdigang komunidad kung saan ang lahat ng mga aktibidad ay para sa lubusang satispaksyon ng pangangailangan ng sangkatauhan.

*** Ang rebolusyonaryong pulitikal na organisasyon ay taliba ng uring manggagawa at aktibong salik sa pagpapalawak ng makauring kamulatan sa loob ng proletaryado.** Ang papel nito ay hindi 'organisahin ang uring manggagawa' o kaya'y 'umagaw ng kapangyarihan' sa pangalan nito, kundi aktibong lumahok sa kilusan tungo sa pagkakaisa ng mga pakikibaka, tungo sa isang kondisyon kung saan ang mga manggagawa mismo ang may ultimong kapangyarihan sa pagtatakda sa kanyang sarili at para sa kanyang sarili, at kasabay nito ay maglatag ng rebolusyonaryong pampulitikang mga layunin sa pakikibaka ng proletaryado.

**Ang aming mga gawain**

Pulitikal at teoritikal na klaripikasyon sa mga layunin at paraan ng pakikibaka ng proletaryado, sa kanyang istorikong misyon at sa kanyang kagyat na kalagayan.

Mag-organisa ng interbensyon, nagkakaisa at sentralisado sa internasyunal na saklaw, para makaambag sa proseso na tutungo sa rebolusyonaryong aksyon ng proletaryado.

Pag-oorganisa ng mga rebolusyonaryo sa layuning mabuo ang isang tunay na pandaigdigang partido komunista, na susi para maibagsak ng manggagawa ang kapitalismo at maitayo ang komunistang lipunan.

**Ang aming pinanggalingan**

Ang mga posisyon at pagkilos ng mga rebolusyonaryong organisasyon ay produkto ng mga nakaraang karanasan ng uring manggagawa at sa mga aral na nakuha ng kanyang mga pampulitikang organisasyon sa takbo ng kanyang kasaysayan. Kaya ang pinanggalingan ng IKT ay mula sa sunod-sunod na mga kontribusyon ng Liga Komunista nila Marx at Engels (1847-52), ang tatlong Internasyunal (ang Internasyunal na Asosasyon ng Manggagawa, 1864-72, ang Sosyalistang Internasyunal, 1889-1914, ang Komunistang Internasyunal, 1919-28), ang mga kaliwang praksyon na humiwalay mula sa nanghihinang Ikatlong Internasyunal sa mga taon ng 1920-30, sa partikular sa mga Kaliwang Aleman, Dutch at Italyano.

**Bisitahin ang aming website:**
**www.tl.internationalism.org**

Bukas sa mga mambabasa ang mga artikulo dito sa kanilang mga puna, komentaryo at tanong. Bukas din ang mga pahina ng **Internasyonalismo** sa mga opinyon o artikulo ng mga mambabasa basta ito ay sa diwang praternal at para sa teoretikal na klaripikasyon at pagsusulong ng tunay na panlipunang pagbabago. Sumulat lamang sa **philippines@internationalism.org** Pagtulungan nating mga komunista at rebolusyonaryo sa Pilipinas na paunlarin ang **Internasyonalismo** para sa internasyonal na komunistang rebolusyon. Magbigay ng donasyon para sa **Internasyonalismo**. Maraming salamat.